# TALAAN NG MGA NILALAMAN

## ESPESYAL PAKSA TALAAN NG MGA NILALAMAN

## PANANALITA MULA SA MAY-AKDA: PAANO MAKATULONG ANG KOMENTARYONG ITO SA IYO?

Ang pagpakahulugan sa Bibliya ay isang rasyunal at ispiritwal na pamamaraang nagtatangkang maunawaan ang isang sinaunang manunulat na pinagkalooban ng inspirasyon sa pamamagitan ng isang paraang ang mensahe mula sa Diyos ay maaaring maintindihan at maisabuhay sa ating panahon.

Ang pamamaraang ispiritwal ay napakamahalaga ngunit mahirap bigyan-kahulugan. Kinasasangkutan ito ng pagpapahinuhod at pagiging bukas sa Panginoon. Narapat na magkaroon ng pagkauhaw (1) para sa Kanya, (2) para kilalanin Siya, at (2) para pagsilbihan Siya. Ang pamamaraang ito ay nangangailangan ng panalangin, pangungumpisal, at kagustuhang magbago sa uri ng pamumuhay. Ang Ispiritu ay napakamahalaga sa pamamaraang pagpakahulugan, ngunit kung bakit magkakaiba ang pagkakaintindi ng mga Kristyanong matapat, maka-Diyos ay isang misteryo.

Ang pamamaraang makatwiran ay mas madaling ilarawan. Dapat tayong hindi pabagu-bago at maging makatarungan sa teksto at hindi dapat naiimpluwensyahan ng ating mga personal o panggrupong pagkiling. Lahat tayo ay hinuhubog ng kasaysayan. Walang nabibilang sa ating tapapagpakahulugang obhektibo, walang-kinikilingan. Ang komentaryong ito ay naghaharap ng isang maingat na pamamaraang makatwiran na naglalaman ng tatlong mga prinsipyo ng pagpakahulugan na ibinalangkas upang makatulong sa ating malampasan ang ating mga pagkiling.

**Unang Prinsipyo**

Ang unang prinsipyo ay ang pagbigay-pansin sa tagpuang pangkasaysayan na pinagsulatan ng aklat pambibliya at ang tiyak na kaganapang pangkasaysayan ng pagkasulat nito. Ang orihinal na may-akda ay mayroong layon, isang mensaheng nais ibahagi. Ang teksto ay hindi maaring maging makahulugan sa atin nang hindi ito ang ipinakakahulugan ng may-akda na orihinal, sinauna, pinagkalooban ng inspirasyon. Ang kanyang intensyon ang pinakasusi – hindi ang ating pangangailangang pangkasaysayan, pandamdamin, pangkultura, pansarili, o panggrupo. Ang pagsasabuhay ay isang napakahalagang katambal ng pagpapakahulugan, ngunit ang maayos na pagpapakahulugan ay dapat na laging mauna sa pagsasabuhay. Narapat idiing muli na ang bawat tekstong pambibliya ay may isa at nag-iisang pakahulugan lamang. Ang kahulugang ito ang siyang intensyon ng orihinal na may-akdang pambibliya na nais ipahayag sa kanyang panahon sa pamamagitan ng pamumuno nang Ispiritu. Itong nag-iisang kahulugang ito ay mayroong maraming posibleng pagsasabuhay sa iba't-ibang kultura at mga sitwasyon. Ang mga pagsasabuhay na ito ay dapat iugnay sa pangunahing katotohanan ng orihinal na may-akda. Sa dahilang ito, ang komentaryong ito sa gabay ng pag-aaral ay idinisenyo upang magkaloob ng isang panimula sa bawat aklat ng Bibliya.

**Pangalawang Prinsipyo**

Ang pangalawang prinsipyo ay ang pagkilala sa mga pampanitikang yunit. Ang bawat aklat pambibliya ay isang pinag-isang dokumento. Ang mga tagapagpakahulugan ay walang karapatang ihiwalay ang isang aspeto ng katotohanan sa pamamagitan ng hindi pagsama sa iba. Kung sa gayon, dapat nating pagsumikapang intindihin ang layon ng buong aklat pambibliya bago natin ipakahulugan ang bawat pampanitikang mga yunit. Ang bawat bahagi—mga kapitulo, talata, o berso- ay hindi maipapakahulugan kung hindi iyon ang ibig sabihin ng kabuuang yunit . Ang pagpakahulugan ay dapat magmula sa pangkabuuang pagdulog o *deductive approach* patungo sa pantiyakang pagdulog o inductive approach. Kaya, itong komentaryo sa gabay ng pag-aaral ay idinisenyo upang makatulong sa mga mag-aaral na suriin ang pagkakabalangkas ng bawat pampanitikang yunit sa pamamagitan ng mga talata. Ang mga dibisyon ng talata at kapitulo ay hindi inspirado, ngunit ang mga ito ay makakatulong sa atin upang kilalanin ang mga yunit ng kaisipan.

Ang pagsalin sa lebel ng talata—hindi sa lebel ng pangungusap, sugnay, parirala, o salita—ay ang susi upang masundan ang hinangad na kahulugan ng may-akdang pambibliya. Ang mga talata ay nakabatay sa pinag-isang paksa, kalimitang tinatawag na tema o paksang pangungusap. Ang bawat salita, parirala, sugnay, at pangungusap sa isang talata ay umuugnay kahit na papano sa pinag-isang temang ito. Nililimita nila ito, pinalalawak ito, pinaliliwanag ito, at/o pinagtatanungan ito. Ang tunay na susi sa maayos na pagpakahulugan ay ang pagsunod sa kaisipan ng orihinal na may-akda sa pamamagitan ng batayang talata-sa-talata na pumaparaan sa bawat mga pampanitikang yunit na bumubuo ng aklat pambibliya. Ang komentaryong ito sa gabay ng pag-aaral ay idinisenyo upang makatulong sa mag-aaral na gawin iyon sa pamamagitan ng paghahambing ng mga makabagong mga pagsalin sa Ingles. Ang mga pagsasaling ito ay pinili dahil sa ang mga ito ay gumagamit ng iba't-ibang teorya sa pagsalin:

1. Ang tekstong Griyego ng United Bible Society ay ang nirebisang ikaapat na edisyon (UBS4). Ang tekstong ito ay iisinatalata ng mga makabagong pan tekstong iskolar.

2. Ang New King James Version (NKJV) ay isang pagsasaling literal na salita-sa-salita batay sa tradisyon ng manuskritong Griyego na kilala bilang Textus Receptus. Ang pagkakahati ng mga talata nito ay mas mahaba kaysa ibang mga pagsasalin. Ang mahahabang yunit nito ay nakakatulong sa mag-aaral na mahanap ang pinag-isang mga paksa.

3. Ang New Revised Standard Version (NRSV) ay isang binagong pagsasaling salita-sa-salita. Ito ay nagiging panggitna sa sumusunod na dalawang makabagong bersyon. Ang pagkakahati ng mga talata nito ay nakakatulong sa pagkilala ng mga paksa.

4. Ang Today's English Version (TEV) ay isang magilas na katumbas na pagsasaling inilathala ng United Bible Society. Hinahangad nitong isalin ang Bibliya sa isang paraang ang isang makabagong mambabasa o tagapagsalita sa Ingles ay maiintindihan ang kahulugan ng tekstong Griyego. Kadalasan, lalo na sa mga Ebanghelyo, hinahati nito ang mga talata ayon sa nagsasalita kaysa ayon sa paksa, katulad ng NIV. Para sa mga llayon ng tagapagpakahulugan, hindi ito nakakatulong.

Kapansin-pansing ang parehong UBS4 at TEV ay inilathala nang parehong grupo, gayon pa man ang kanilang pagsasatalata ay magkakaiba.

5. Ang New Jerusalem Bible (NJB) ay isang magilas na katumbas na pagsasaling nakabatay sa pagsasaling Pranses na Katoliko. Ito ay higit na nakakatulong upang maihambing ang pagsasatalata mula sa pananaw ng taga-Europa.

6. Ang nakaimprentang teksto ay ang 1995 Updated New American Standard Bible (NASB), na isang pagsasaling salita-sa-salita. Ang berso sa bersong mga komentaryo ay sumusunod sa ganitong pagsasatalata.

**Pangatlong Prinsipyo**

Ang pangatlong prinsipyo ay ang pagbabasa ng Bibliya sa iba't-ibang pagsasalin upang magagap ang pinakamalawak na maaaring saklawin ng kahulugan (semantikong larangan) na mayroon ang mga pambibliyang salita o parirala. Kalimitan ang isang parirala o salitang Griyego ay maaaring maunawaan sa ilang paraan.

Ang mga itong ibat'-ibang pagsasalin ay naghaharap nitong mga mapagpipilian at makatutulong upang makilala at maipaliwanag ang mga pagkakaiba ng mga manuskritong Griyego. Hindi nakakaapekto ang mga ito sa doktrina, ngunit nakakatulong ang mga ito sa atin upang subukang makapanumbalik sa orihinal na tekstong sinulat ng isang inspiradong sinaunang manunulat.

**Pang-apat na Prinsipyo**

Ang pang-apat na prinsipyo ay ang pagpansin sa anyong pampanitikan. Ang orihinal na mga inspiradong may-akda ay piniling italâ ang kanilang mga mensahe sa iba't-ibang anyo (hal. pangkasaysayang salaysay, pangkasaysayang drama, tula, paghulà, Ebanghelyo [parabula], liham, apokaliptiko). Itong mga iba't-ibang anyo ay may espesyal na mga susi sa pagpapakahulugan (tingnan ang Gordon Fee and Doug Stuart, How to Read the Bible for All Its Worth o Robert Stein, Playing by the Rules).

Ang mga prinsipyong ito ay nakatulong sa akin upang madaig ang marami sa aking nakapamihasnan sa kasaysayan nang sapilitan kong pagsumikapan ang sinaunang teksto. Hinahangad ko na sana ay magsilbi rin itong isang pagpapalà sa inyo.

Bob Utley
East Texas Baptist University
Hunyo 27, 1996

**ISANG GABAY SA MABUTING PAGBASA NG BIBLIYA:**
**ISANG PERSONAL NA PAGHAHANAP PARA SA MASISIYASAT NA KATOTOHANAN**

Maaari ba nating mapag-alaman ang katotohanan? Saan ito matatagpuan? Maaari ba natin itong mapatotohanan sa pamamagitan nang pangangatwiran? Mayroon bang pinakapangunahing awtoridad? Mayroon bang ganap na katotohanang maaaring gumabay sa ating buhay, sa ating mundo? Mayroon bang kahulugan ang buhay? Bakit tayo naririto? Saan tayo patutungo? Mga tanong na ito—mga tanong na pinagninilayan ng lahat ng mapagkatwirang tao—ay palaging naglulumagi sa kanilang katalinuhan mula pa sa simula ng panahon (Eccl. 1:13-18; 3:9-11). Natatandaan ko pa ang aking panariling paghahanap para sa isang makapagbubuong lunduyan ng aking buhay. Ako ay naging isang tagapaniwala ni Kristo sa pagkabata, batay sa aking nasaksihan sa ibang kamag-anak na malapit sa akin. Habang ako ay tumatanda, ang mga katanungan sa aking sarili at sa aking mundo ay dumami rin. Ang mga payak na kapalasakáng pangkultura at panrelihiyoso ay hindi na naging makahulugan sa mga karanasang aking nabasa o nakaharap. Iyon ay panahon nang pagkalito, paghahanap, pananabik, at madalas na pakiramdam ng kawalan ng pag-asa sa harap ng napakamanhid, napakahirap na mundo na aking ginagalawan.

Maraming nagsasabing may sagot sila sa mga pinakapangunahing katanungang ito, ngunit pagkatapos ng pananaliksik at pagninilay-nilay ay aking natuklasan na ang kanilang mga kasagutan ay batay sa (1) mga panariling pilosopiya, (2) mga sinaunang alamat, (3) mga panariling karanasan, o (4) mga sikolohikal na proteksiyon. Nangailangan ako nang ilang antas ng pagpapatotoo, ilang katibayan, ilang pangatngatwiran na pagbabatayan ko ng aking pananaw sa mundo, ang aking makapagbubuong lunduyan, ang aking dahilan upang mabuhay.

Natuklasan ko ang mga ito sa aking pag-aaral ng Bibliya. Nagsimula ako sa paghahanap ng katibayan ng pagiging mapagkakatiwalaan nito, na aking nakita sa (1) kasaysayang pinanghahawakan ng Bibliya na pinatotoo ng arkilohiya, (2) ang kawastuan ng mga paghula sa Lumang Tipan, (3) ang kaisahan ng mga mensahe sa Bibliya sa loob ng nakaraang labing-anim na raang taong produksyon nito, at (4) mga sariling testimonya ng mga taong ang kanilang buhay ay tuluyang binago matapos mapag-alaman ang Bibliya. Ang Kristiyanismo, bilang isang nagbubuklod na sistema ng pananampalataya at paniniwala, ay may kakayanang matugunan ang mga masalimuot na mga katanungan sa buhay ng tao. Hindi lamang ito nakapagkaloob ng isang makatwirang balangkas, kundi ng aspetong pangkaranasan ng pananampalatayang pambibliya na nagdulot sa akin ng walang-hanggang kaligayahan at kapanatagan.

Inakala ko na natagpuan ko na ang mapagbuong lunduyan ng aking buhay—si Kristo, na mapag-uunawaan sa pamamagitan ng mga Banal na Kasulatan. Iyon ay naging mapagbigay-diwang karanasan, isang pagpapalaya ng nararamdaman. Ngunit, natandaan ko pa ang pagkabigla at sakit noong aking simulang matanto kung gaano karami ang iba't-ibang pagpakahulugan nitong libro ang tinatangkilik, minsan sa loob ng parehong simbahan at samahan ng pag-iisip o school of thought. Ang pagpapatibay ng inspirasyon at pagkamapagkatiwalaan ng Bibliya ay hindi ang

katapusan, kundi simula lamang. Paano ko patotohanan o tatanggihan ang nagkakaiba at nagkakasalungatang mga pagpakahulugan ng maraming mahihirap na pahayag sa Banal na Kasulatan ng mga nagsasabing sa kanila ang paniniwalaan at pagkakatiwalaan?

Ang gawaing ito ay naging layon ng aking buhay at paglalakbay sa pananampalataya. Alam kong ang aking pananampalataya kay Kristo ay (1) nakapagbigay sa akin ng labis na kapayapaan at kaligayahan. Ang aking isipan ay nangulila sa paghahanap ng ilang ganap na katotohanan sa gitna ng aking walang katiyakang kultura (pagkatapos ng modernidad o post-modernity); (2) ang pagiging makitid sa paniniwala nang mga nagtatalong sistemang panrelihiyon (mga relihiyon ng mundo); at (3) pagka-arogante ng kinabibilangang sekta. Sa aking paghahanap ng mga maaaring pagdulog sa pagpakahulugan ng sinaunang literatura, nagulat ako nang mapag-alaman ang aking mga pagkiling sa sariling kasaysayan, kultura, sekta at karanasan. Madalas kong binasa ang Bibliya upang pagtibayin lang ang aking panariling mga pananaw. Ginamit ko itong batis ng dogma para atakihin ang iba habang iginigiit muli ang aking sariling mga pagkabuway at pagkukulang. Napakasakit nitong tanggapin ang katotohanan sa sarili!

Bagamat hinding-hindi ako maaring ganap na maging obhektibo , maari akong maging mas mabuting mambabasa ng Bibliya. Maari kong ilimita ang aking mga pagkiling sa pamamagitan ng pagkilala at pagtanggap na nariyan ang mga ito. Hindi pa ako malaya sa mga ito, ngunit naharap ko na ang aking mga sariling kahinaan. Ang tagapagpakahulugan ay malimit na pinakamatinding kalaban ng mabuting pagbasa ng Bibliya!

Hayaan ninyong ilista ko ang ilang mga pagpapalagay na aking inihaharap sa aking pag-aaral ng Bibliya upang ikaw, ang mambabasa, ay maaaring suriin ito nang kasama ko:

## I. Mga Pagpapalagay

A. Ako ay naniniwalang ang Bibliya ay ang kaisa-isang inspiradong pagpahayag ng sarili ng nag-iisang totoong Panginoon. Kung sa gayon, ito ay dapat ipakahulugan batay sa hinahangad ng orihinal na banal na may-akda (ang Espiritu) sa pamamagitan nang isang taong manunulat sa isang natatanging tagpuang pangkasaysayan.

B. Ako ay naniniwalang ang Bibliya ay sinulat para sa karaniwang tao-para sa lahat ng tao! Ang Panginoon ay pinagbigyan ang Kanyang Sarili upang magsalita nang malinaw sa atin sa loob ng isang kontekstong pangkasaysayan at pangkultura. Ang Panginoon ay hindi nagtatago ng katotohanan-Siya ay nagnanais na maunawaan natin! Kaya, ito ay dapat isalin ayon sa kanyang panahon, hindi nang sa atin. Ang Bibliya ay hindi dapat mangangahulugan sa atin kung hindi ito naging ganoon ang kahulugan sa mga unang nagbasa o nakarinig dito. Ito ay maiintindihan ng karaniwang isip ng tao at gumagamit ng normal na mga uring pangkomunikasyon at pamamaraan ng tao.

C. Ako ay naniniwalang ang Bibliya ay may pinag-isang mensahe at layon. Hindi nito sinasalungat ang sarili, kahit na ito ay naglalaman ng mahirap at balintunang mga

sulatin. Kaya, ang pinakamagaling na tagapagpakahulugan ng Bibliya ay ang Bibliya mismo.

D. Ako ay naniniwalang ang bawat sinulat (hindi kasama ang mga paghuhula) ay may isa at nag-iisang kahulugan lamang batay sa hangarin ng orihinal, inspiradong may-akda. Gayong wala tayong ganap na katiyakan na alam natin ang hangarin ng orihinal na may-akda, maraming panandang nagpapakita ng ganoong tunguhin:

1. ang anyo (uring pampanitikan) na napili sa pagpahayag ng mensahe
2. ang tagpuang pangkasaysayan at/o tiyak na okasyon na nag-udyok ng pagsusulat
3. ang kontekstong pampanitikan ng kabuuang aklat pati na ang bawat yunit na pampanitikan
4. ang disenyo ng teksto (balangkas) ng mga yunit na pampanitikan habang ang mga ito ay umuugnay sa kabuuang mensahe
5. ang mga tiyak na katangiang panggramatika na ginamit sa pagpapaabot ng mensahe
6. ang mga salitang pinili upang maiharap ang mensahe
7. mga kaagapay na pahayag/pasahe

Ang pag-aaral sa bawat bahaging ito ay nagiging paksa ng ating pag-aaral ng isang sulatin. Bago ko ipaliwanag ang aking metodolohiya para sa mabuting pagbasa ng Bibliya, hayaan ninyo akong maglahad ng pagkakaiba ng ilang hindi naaayong pamaraang ginagamit ngayon na naging dahilan ng labis na pagkakaiba sa pagpakahulugan, at kung sa gayon ay dapat iwasan:

## II. Mga Hindi Naaayong Pamaraan

A. Ang pagbabalewala sa kontekstong pampanitikan ng mga laklat ng Bibliya at paggamit sa bawat pangungusap, sugnay, o maging ng bawat salita bilang mga pagpapahayag ng katotohanang walang kaugnayan sa hangarin ng may-akda o sa mas malawak na konteksto.

B. Ang pagbabalewala sa tagpuang pangkasaysayan ng mga aklat sa pamamagitan ng pagpapalit ng karapat-dapat na tagpuang pangkasaysayan na kaunti o walang suporta mula sa teksto mismo.

C. Ang pagbabalewala sa tagpuang pangkasaysayan ng mga aklat at pagbabasa nito katulad ng pang-umagang lokal na diyaryo na pangunahing isinulat para sa mga makabagong indibidwal na Kristiyano.

D. Ang pagbabalewala sa tagpuang pangkasaysayan ng mga aklat sa pamamagitan ng pag-aalegorya ng teksto sa isang mensaheng pampilosopiya/teolohikal na walang ganap na kaugnayan sa mga unang nakarinig at hangarin ng orihinal na may-akda.

E. Ang pagbabalewala sa mensaheng orihinal sa pamamagitan ng pagpalit ng sariling sistemang teolohiya, paboritong doktrina, o isyung pangkasalukuyan na walang kaugnayan sa orihinal na hangarin ng may-akda at ng nakasaad na mensahe. Ang penomenong ito ay kalimitang kasunod ng paunang pagbasa ng Bibliya bilang isang paraan ng pagpatibay sa awtoridad ng tagapagsalita. Ito ay kadalasang tinatawag bilang "tugon ng mambabasa" o *reader response* (pagpakahulugang "ano-ang-pakiwari-ko-sa-teksto").

Mayroong di bababa sa tatlong magkakaugnay na sangkap ang makikita sa lahat ng nakasulat na komunikasyon ng tao:

Ang
Mga Orihinal Na Tagatanggap
Ang Nasusulat Na Teksto
Ang Orihinal Na Hangarin Ng Manunulat

Sa nakaraan, ang iba't-ibang pamamaraan ng pagbasa ay nakasentro lamang sa isa sa mga tatlong sangkap. Ngunit upang tunay na maipagtibay ang natatanging inspirasyon ng Bibliya,

**Mga Pagkakaiba sa Manuskrito**
**Ang Banal Na Ispiritu**
**Mga Kahuli-hulihang Mananampalataya**

Ang Nasusulat Na Teksto
Ang Orihinal Na Hangarin Ng Manunulat
Ang Mga Orihinal Na Tagatanggap

Sa katotohanan, ang lahat ng tatlong sangkap ay dapat sinasama sa proseso ng pagpakahulugan. Para sa layong pagpapatotoo, ang aking pagpapakahulugan ay nakasentro sa palaging pag-tsek sa ating mga motibo, pagkiling, pamamaraan, at pagsasabuhay. Ngunit paano natin tse-tsekin ang mga ito kung walang hangganan sa mga pagpapakahulugan, walang limitasyon, walang sukatan? Sa ganito nakapagbibigay sa akin ang hangarin ng may-akda at istrukturang panteksto ng ilang sukatan para sa paglilimita ng sakop ng mga posibleng pagpapakahulugan na balido.

Sa gitna nitong mga hindi umaayong pamamaraan ng pagbasa, ano ang ilang posibleng pagdulog para sa mabuting pagbasa ng Bibliya at pagpakahulugan na makapaghaharap nang malapit sa pagpapatotoo at hindi pabagu-bago?

**III. Mga Posibleng Pagdulog para sa Mabuting Pagbasa Ng Bibliya**

Sa puntong ito ay hindi ko tinatalakay ang mga bukod-tanging pamamamaraan ng pagpakahulugan ng mga tiyak na anyo ngunit sa panlahatang mga prinsipyong hermeniyutiko na may pinagsaligan para sa lahat ng uri ng tekstong pambibliya. Ang magandang libro para sa tiyak-sa-anyong mga pagdulog ay ang How To Read The Bible For All Its Worth, nina Gordon Fee and Douglas Stuart, inilathala ng Zondervan.

Ang aking pamaraan ay tumutukoy sa umpisa sa mambabasa na makapagbibigay-daan sa Banal na Espiritu na bigyang-liwanag ang Bibliya sa pamamagitan ng apat na personal na siklo ng pagbasa. Ito ay ginagawang pangunahin ang Espiritu, ang teksto at ang mambabasa , hindi pumapangalawa lamang. Ito ay magpoprotekta rin sa mambabasang maimpluwensyahan ng mga taga-komentaryo. Narinig ko na ang pagkasabing: "Ang Bibliya ay puspos na nakapagbibigay-liwanag sa mga komentaryo." Hindi ito nangangahulugang isang punang nakapagpapababa tungkol sa mga pantulong sa pag-aaral, kundi sa halip ay isang panawagan para sa napapanahong kaangkupan ng kanilang paggamit.

Narapat na maaari nating suportahan ang ating mga pagpapakahulugan mula sa teksto mismo. Ang limang panukatan na makapaghaharap ng di bababâ sa limitadong pagpapatotoo:

1. ang orihinal na may-akda
   a. tagpuang pangkasaysayan
   b. kontekstong pampanitikan
2. ang orihinal na pinili ng may-akda sa
   a. mga istrukturang panggramatika (sintaks/palaugnayan)
   b. pangkasalukuyang gamit sa paggawa
   c. anyo
3. ang ating pag-intindi sa naaayong
   a. kaugnay na magkahanay na mga pahayag/pasahe

Kailangan nating makapagbigay ng mga dahilan at katwiran sa likod ng ating mga pagpapakahulugan. Ang Bibliya ay ang ating kaisa-isang batis para sa pananampalataya at pagsasakilos. Ang nakakalungkot, ang mga Kristiyano ay kalimitang hindi nagkakasundo kung ano ang ituturo o papagtibayin. Nakapanlulumo ang pag-aangkin ng inspirasyon sa Bibliya at pagkatapos ay ang mga mananampalataya ay hindi nagkakasundo sa kung ano ang itinuturo nito at kinakailangan!

Ang apat na siklo sa pagbasa ay dinisenyo upang makapagbigay ng sumusunod na mga kabatiran sa pagpakahulugan:

A. Ang unang siklo ng pagbasa

1. Basahin ang libro sa isang upuan. Basahin ito muli sa ibang pagsasalin, sana mula sa isang naiibang teorya ng pagsasalin

   a. salita-sa-salita (NKJV, NASB, NRSV)

b. dinamikong katumbas (TEV, JB)
c. pagpapahawig(paraphrase )(Living Bible, Amplified Bible)

2. Hanapin ang punong layon ng buong sulatin. Kilalanin ang tema nito.

3. Ihiwalay (kung posible) ang isang yunit na pampanitikan, isang kapitulo, isang talata o isang pangungusap na malinaw na nagpapahayag nitong punong layon o tema.

4. Kilalanin ang nangingibabaw na anyong pampanitikan

a. Lumang Tipan
(1) salaysay na Hebreo
(2) panulaang Hebreo (panitikan ng karunungan, salmo)
(3) paghuhulang Hebreo (prosa, panulaan)
(4) Mga pambatas na koda
b. Bagong Tipan
(1) Mga salaysay (mga Ebanghelyo, mga Gawa)
(2) Mga parabula (mga Ebanghelyo)
(3) Mga liham/epistulo
(4) panitikang Apokaliptiko

D. Ang pangalawang siklo ng pagbasa

1. Basahin ang buong libro muli, naghahanap upang kilalanin ang mga pangunahing paksa.

2. Balangkasin ang mga pangunahing paksa at ihayag nang maikli ang nilalaman ng mga ito sa isang payak na pahayag.

3. Suriin ang iyong pahayag sa layon at masaklaw na balangkas kabilang ang mga gabay sa pag-aaral.

C. Ang pangatlong siklo pagbasa

1. Basahin ang buong aklat muli, naghahanap upang makilala ang tagpuang pangkasaysayan at tiyak na okasyon para sa pagsusulat ng aklat ng Bibliya mismo.

2. Ilista ang mga pangkasaysayang bagay na binanggit sa aklat Bibliya

a. ang may-akda
b. ang petsa
c. ang mga tagatanggap
d. ang tiyak na kadahilanan ng pagsulat

e. mga aspeto ng tagpuang pangkultura na kaugnay sa layon ng pagsulat
f. mga sanggunian sa mga taong pangkasaysayan at kaganapan

4. Lawakan ang iyong balangkas sa lebel na patalata para sa bahagi ng pambibliyang aklat na iyong ipinapakahulugan.

Laging kilalanin at ibalangkas ang pampanitikang yunit. Ito ay maaaring ilang kapitulo o talata. Ito ay makakatulong sa iyo upang masundan ang pangangatwiran ng orihinal na may-akda at ang disenyo ng teksto.

4. Tsekin ang iyong tagpuang pangkasaysayang sa pamamagitan ng paggamit ng mga pantulong sa pag-aaral.

D. Ang pang-apat na siklo ng pagbasa

1. Basahing muli ang tiyak na pampanitikang yunit sa iba't-ibang pagsasalin
   a. salita-sa-salita (NKJV, NASB, NRSV)
   b. dinamikong katumbas (TEV, JB)
   c. paghahawig) (Living Bible, Amplified Bible)
2. Hanapin ang mga istrukturang pampanitikan o panggramatika
   a. mga inuulit na parirala, Eph. 1:6,12,13
   b. mga inuulilt na istrukturang panggramatika, Rom. 8:31
   c. magkakatambis na mga konsepto
3. Ilista ang mga sumusunod na bagay
   a. mga mahahalagang salita
   b. mga di-karaniwang salita
   c. mga mahahalagang istrukturang panggramatika
   d. mga tukoy na mahihirap na salita, sugnay, at pangungusap
4. Hanapin ang mga kaugnay na pasaheng magkahanay
   a. hanapin ang pinakamalinaw na pasaheng pampagtuturo sa iyong sabdyek gamit ang
      (1) mga aklat ng "sistematikong teolohiya"
      (2) mga sangguniang Bibliya
      (3) mga pagkakatugma
   b. Hanapin ang isang pares na balintuna sa loob ng iyong sabdyek. Maraming pambibliyang katotohanan ay inihaharap sa diyalektikong pares; maraming tunggalian ng mga sekta ay nagmumula sa pag-proof-text ng kalahati ng isang pambibliyang tensiyon. Ang kalahatan ng Bibliya ay inspirado, at kailangan

nating hanapin ang kumpletong mensahe nito para makapagbigay ng balanseng Banal na Kasulatan sa ating pagpapakahulugan.

c. Hanapin ang mga magkakahanay sa loob ng parehong aklat, parehong may-akda o parehong anyo; ang Bibliya ay siya ring pinakamagaling na tagapagpakahulugan nito sapagkat iisa lang ang may-akda nito, ang Espiritu.

5. Gumamit ng pantulong sa pag-aaral upang ma-tsek ang iyong mga obserbasyon sa mga tagpuang pangkasaysayan at okasyon

a. mga pag-aaral ng Bibliya

b. mga ensayklopidya ng Bibliya, handbuk at diksiyonaryo
c. mga paunang salita ng Bibliya
d. mga komentaryong Bibliya (sa puntong ito ng iyong pag-aaral, hayaan ang naniniwalang komunidad, sa nakaraan at kasalukuyan, na tumulong at maiwasto ang iyong sariling pag-aaral.)

**IV. Pagsasabuhay ng pagpapakahulugang Bibliya**

Sa puntong ito ay tutungo tayo sa pagsasabuhay. Nakapag-ukol ka na ng panahon upang maunawaan ang teksto sa tagpuang orihinal nito; ngayon ay kailangang maisabuhay mo ito, sa iyong kultura. Ipinapakahulugan ko ang pambibliyang awtoridad bilang "pag-unawa kung ano ang sinasabi ng orihinal na may-akda ng bibliya sa kanyang panahon at pagsasabuhay ng katotohanang ito sa ating panahon."

Ang pagsasabuhay ay dapat sumunod sa pagpakahulugan ng hangarin ng orihinal na may-akda pareho sa panahon at pangangatwiran. Hindi natin maaaring isabuhay ang isang pasaheng Bibliya sa ating sariling panahon hangga't di natin napag-aalaman kung ano ang sinasabi nito sa kanyang panahon! Ang pasaheng Bibliya ay hindi dapat maipakahulugan sa hindi nito nais sabihin!

Ang iyong detalyadong balangkas, sa lebel na patalata (siklo ng pagbabasa #3), ang iyong magiging gabay. Ang pagsasabuhay ay dapat gawin sa lebel ng talata, hindi sa lebel ng salita. Ang mga salita ay may kahulugan lamang sa konteksto; ang mga sugna ayy may kahulugan lamang sa konteksto; ang mga pangungusap ay may kahulugan lamang sa konteksto. Ang kaisa-isang tao na inspirado na kasangkot sa proseso ng pagpakahulugan ay ang orihinal na may-akda. Sinusunod lamang natin ang kanyang pamumuno sa pamamagitan ng kaliwanagan ng Banal na Ispiritu. Ngunit ang kaliwanagan ay hindi inspirasyon. Sa pagsabi, kung gayon, ng "kaya winika ng Diyos," ay dapat tayong sumunod sa hangarin ng orihinal na may-akda. Ang pagsasabuhay ay dapat na may tiyak na kaugnayan sa pangkalahatang hangarin ng kabuuang pagsulat, ang tiyak na pampanitikang yunit at pagpapaunlad ng kaisipan sa lebel ng talata.

Huwag hayaang ang mga isyu ng ating panahon ang magpapakahulugan sa Bibliya; hayaang ang Bibliya ang makapagsalita! Ito ay maaaring mangailangan ng ating paghugot ng mga prinsipyo mula sa teksto. Ito ay balido kung ang teksto ay sumusuporta sa isang prinsipyo.

Sa kasamaang palad, maraming beses ang ating mga prinsipyo ay ganoon na lamang, "ating" mga prinsipyo—hindi ang mga prinsipyo ng teksto.

Sa pagsasabuhay ng Bibliya, napakahalagang tandaan na (maliban sa paghuhula) isa at iisang kahulugan lamang ang balido para sa isang tiyak na tekstong Bibliya. Ang kahulugang ito ay kaugnay sa hangarin ng orihinal na may-akda habang siya ay tumutugon sa isang krisis o pangangailangan sa kanyang panahon. Ang maraming posibleng pagsasabuhay ay maaaring manggaling mula sa isang pakahulugang ito. Ang pagsasabuhay ay ibabatay sa mga pangangailangan ng mga tagatanggap ngunit dapat kaugnay sa kahulugan ng orihinal na may-akda.

**V. Ang Espirituwal na Aspeto ng Pagpapakahulugan**

Sa ngayon ay aking natalakay ang mga prosesong pangkatwiran at tekstwal na nasasangkot sa pagpapakahulugan at pagsasabuhay. Ngayon ay aking tatalakayin nang maikli ang aspetong espiritwal ng pagpakahulugan. Ang sumusunod na tseklist ay nakatulong sa akin:

A. Manalangin para sa tulong ng Espiritu(cf. I Cor. 1:26-2:16).
B. Manalangin para sa sariling pagpapatawad at paglilinis mula sa kilalang mga kasalanan (cf. I John 1:9).
C. Manalangin para sa mas higit na pagnanais na makilala ang Panginoon (cf. Ps. 19:7-14; 42:1ff.; 119:1ff).
D. Isabuhay kaagad ang ano mang bagong kabatiran sa iyong sariling buhay.
E. Manatiling mapagkumbaba at handang matuto.

Napakahirap panatilihin ang balanse sa pagitan ng proseso ng pangatwiran at ng pamumunong espiritwal ng Banal na Espiritu. Ang mga sumusunod na mga sipi ay nakatulong sa aking balansehin ang dalawa:

A. Mula sa James W. Sire, Scripture Twisting, pp. 17-18:

"Ang kaliwanagan ay dumarating sa mga isipan ng mga tao ng Diyos—hindi lamang sa ang mga elitistang espiritwal. Walang kauriang guru sa pambibliyang Kristiyano, walang iluminati, walang mga tao na pagmumulan ng lahat ng tamang pagpapakahulugan Kaya, habang ang Banal na Espiritu ay nakapagbibigay ng mga natatanging handog ng karunungan, kaalaman at pag-unawang espiritwal, hindi Niya itinalaga itong mga piling Kristiyano lamang bilang awtoridad lamang sa pagpapakahulugan ng Kanyang Salita. Nasa sa bawat isang tao Niya ang pagkatuto, paghatol at pag-unawa sa pamamagitan ng pagsangguni sa Bibliya na siyang tumatayong awtoridad kahit sa mga taong pinagkalooban ng Diyos ng natatanging kakayanan. Bilang pagbubuod, ang pagpapalagay na aking ginagawa sa buong aklat ay ang Bibliya ang siyang totoong pagpapahayag ng Diyos sa buong sangkatauhan, na ito ay ang pinakapangunahing awtoridad sa lahat ng usaping naipahahayag, na ito ay hindi isang ganap na misteryo kundi mauunawaan nang sapat ng karaniwang tao sa bawat kultura."

B. Mula sa Kierkegaard, na makikita sa Bernard Ramm, Protestant Biblical Interpretation, p. 75: Ayon kay Kierkegaard ang pag-aaral na panggramatika, leksikal at pangkasaysayan ng Bibliya ay kinakailangan ngunit panimula sa totoong pagbasa ng Bibliya. “Ang pagbabasa ng Bibliya bilang salita ng Diyos ay dapat basahin nang naisasa-puso sa kanyang bibig, sa lakarán, na tigib ng pag-asam, na nakikipag-usap sa Diyos. Ang pagbabasa ng Bibliyang nang wala sa isip o walang-ingat o pang-akademiko o pampropesyunal ay hindi pagbabasa ng Bibliya bilang Salita ng Diyos. Kung ang nagbabasa nito ay parang nagbabasa ng isang liham ng pagmamahal, kung sa gayon ay binabasa ito bilang Salita ng Diyos.”

C. H. H. Rowley sa The Relevance of the Bible, p. 19: “Hindi lamang ang isang pag-unawang intelektwal ng Bibliya, kahit ganap, ang maaaring makapag-angkin ng lahat nitong kayamanan. Hindi ito paghamak sa ganitong pag-unawa, dahil ito ay mahalaga sa isang ganap na pag-unawa. Ngunit dapat ito ay pumaraan sa isang espiritwal na pag-intindi ng mga ispiritwal na kayamanan ng aklat na ito kung ito ay nais na maging ganap. At para sa ganitong espiritwal na pag-intindi ay may isang bagay na kailangan na hihigit pa kaysa sa kahandaang intelektwal. Ang mga ispiritwal na bagay ay inuunawa nang espiritwal, at ang mag-aaral ng Bibliya ay mangangailangan ng mapagtanggap ng saloobing ispiritwal, isang pananabik na makita ang Diyos upang ialay ang sarili sa Kanya, kung siya ay makalalampas pa sa kanyang siyentipikong pag-aaral patungo sa mas mayamang pamana nitong pinakadakila sa lahat ng mga aklat.”

## VI. Ang Pamaraan Nitong Komentaryo

A. Ang Komentaryo sa Gabay ng Pag-aaral ay nakadisenyo upang makatulong sa iyong mga pamamaraan sa pagpakahulugan sa sumusunod na mga paraan:

Isang maikling balangkas-pangkasaysayan ang nagpapakilala sa bawat aklat. Pagkatapos mong magawa ang “siklo ng pagbasa #3” ay tsekin itong impormasyon.

B. Ang mga pangkonteksto pag-unawa ay makikita sa simula ng bawat kapitulo. Ito ay makakatulong sa iyong upang makita kung paano binubuo ang pampanitikang yunit.

C. Sa simula ng bawat kapitulo o pangunahing yunit ang mga pantalatang pagkakahati at ang kanilang mga nakalarawang paliwanag ay ibinibigay nang buhat sa ilang makabagong pagsasalin:

1. The United Bible Society Greek text, fourth edition revised(UBS4)
2. The New American Standard Bible, 1995 Update (NASB)
3. The New King James Version (NKJV)
4. The New Revised Standard Version (NRSV)
5. Today’s English Version (TEV)
6. The Jerusalem Bible (JB)

Ang patalatang pagkakahati ay hindi inspirado. Dapat tiyaking nasasa-konteksto ang mga ito. Sa pamamagitan ng paghambing ng ilang makabagong pagsasalin mula sa magkakaibang mga teorya at pananaw na panteolohiya, maaari nating masuri ang dapat na istruktura ng pag-iisip ng isang orihinal na may-akda. Ang bawat talata ay mayroong isang pangunahing katotohanan. Ito ay tinawag na "ang paksang pangungusap" o "ang pangunahing ideya ng teksto." Ang mapag-isang kaisipang ito ang susi sa maayos na pagpapakahulugang pangkasaysayan, panggramatika. Ang isa ay hindi dapat nagpapakahulugan, nangangaral o nagtuturo nang kinakapos sa isang talata! Isa pa, tandaang ang bawat talata ay kaugnay sa kasudlong na mga talata nito. Kung kaya ang lebel ng balangkas na patalata ng isang buong aklat ay napakahalaga. Dapat nating masundan ang takbo ng pangangatwiran ng sabdyek na ipinararating ng orihinal na may-akdang inspirado.

D. Ang mga pagtatalâ ni Bob ay sumusunod sa berso-sa-bersong pagdulog sa pagpakahulugan. Ito ay nag-uudyok sa ating sundan ang pag-iisip ng orihinal na may-akda. Ang mga pagtatala ay nagbibigay ng impormasyon tungkol sa ilang sukatan:

1. pampanitikang konteksto
2. mga pag-unawang pangkasaysayan, pangkultura

3. impormasyong panggramatika
4. mga pag-aaral ng salita
5. mga kaugnay na pasaheng magkakahanay

E. Sa ilang punto ng komentaryo, ang nakaimprentang teksto ng New American Standard Version (1995 update) ay dadagdagan ng mga pagsasalin ng ilang ibang makabagong bersyon:

1. Ang New King James Version (NKJV), na sumusunod sa tekstong manuskrito ng "Textus Receptus."

2. Ang New Revised Standard Version (NRSV), na isang salita-sa-salitang rebisyon mula sa National Council of Churches ng Revised Standard Version.

3. Ang Today's English Version (TEV), na isang dinamikong katumbas na pagsasalin mula sa American Bible Society.

4. Ang Jerusalem Bible (JB), na isang pagsasaling Ingles batay sa isang Katolikong Pranses na dinamikong katumbas na pagsasalin.

Para sa mga hindi nakapagbabasa ng Griyego, ang paghahambing sa mga pagsasaling Ingles ay maaaring makatulong sa pagkilala ng mga problema sa teksto:

1. pagkakaiba-iba sa mga manuskrito
2. mga pamalit na kahulugan ng salita
3. mga mahirap na teksto at istruktura sa gramatika

4. mga tekstong iba't iba ang pakahulugan

Gayong ang mga pagsasaling Ingles ay hindi makakalutas sa mga problemang ito, tinutukoy nila itong mga lunan para sa mas malalim at mas malawak pang pag-aaral.

G. Sa pagtatapos ng bawat kapitulo kaugnay sa mga talakayan ay may mga tanong na iniharap na nagtatangkang tukuyin ang mga pangunahing isyu sa pagpakahulugan ng kapitulong iyon.

# PANIMULA SA GAWA

## Pagbukas pahayag

A. Gawa porma ng isang kailangang-kailangan na link sa pagitan ng mga account ni Hesus = buhay (Gospels), ang kanilang pangangaral sa Gawa, sa kanilang interpretasyon, at ang mga aplikasyon sa apostoliko titik sa Bagong Tipan.

B. Ang unang bahagi ng iglesia binuo at circulated dalawang koleksyon ng Bagong Tipan sulatin: (1) ang mga Gospels (apat na Gospels) at (2) ang Apostle (Paul = s mga titik). Gayunman, sa maagang Christological heresies ng ikalawang siglo, ang halaga ng aklat ng Gawa ay naging malinaw na. Gawa ay nagpapakita ng nilalaman at layunin ng apostoliko pangangaral (kerygma) at ang mga resulta ng amazing sa Ebanghelyo.

C. Ang kasaysayan ng kawastuhan ng Gawa ay na-confirm ang accentuated at sa pamamagitan ng modernong archaeological discoveries, lalo na sa mga may kinalaman sa mga pamagat ng mga Romano na opisyal ng goi, 16:20,22,35,36 [ginagamit din ng mga gobyerno (hal. simulan templo captains, Lucas 22 : 4,52; Gawa 4:1; 5:24-26]; politarchas, , Gawa 28:7, Cf. ISANG Sherwin-White, Romano Lipunan∩ t ∩17:6,8; at PR at Romano na Batas sa Bagong Tipan). Lucas talaan ng tensions sa loob ng unang bahagi ng simbahan, kahit na ang away sa pagitan ng Paul at Barnabas (cf. Gawa 15:39). Ito ay sumasalamin sa isang makatarungan, balanse, researched makasaysayang / teolohiko pagsulat.

D. Ang mga pamagat ng libro ay matatagpuan sa iba't-ibang porma ng !kaunti sa mga sinaunang Griyego teksto:
1. Sinulat ng kamay (Sinaiticus), Tertullian, Didymus, at Eusebius ay may AActs @ (ASV, NIV)
2. Manuscripts B (Vaticanus), D (Bezae) sa isang subscription, Irenaeus, Tertullian, Cyrian, at Athanasius ay may AActs ng mga apostoles @ (KJV, RSV, tuka)
3. Manuscripts A2 (unang pagwawasto ng Alexandrinus), E, G, at Chrysostom may AActs ng Banal na mga apostoles @ Ito ay posible na ang mga salitang Griyego praxeis, praksis (kilos, mga paraan, pag-uugali, gawa, practice) ay sumasalamin sa isang sinaunang Mediterranean pampanitikan genre na nagsasaad ng mga buhay at ang mga aksyon ng mga sikat na mga tao o maimpluwensiya (hal. Juan, Pedro, Stephen, Philip, Paul). Ang mga libro marahil orihinal na pamagat ay walang (tulad Lucas = s Ebanghelyo).

E. May dalawang natatanging tekstuwal tradisyon ng Gawa. Ang mas maikli , A, B, C). Ang Western!ang isa ay ang Alexandrian (MSS P45, P74, pamilya ng mga manuscripts (P29, P38, P48 at D) tila na isama ang mas maraming mga detalye. Ito ay hindi sigurado kung sila ay mula sa may-akda o mamaya ay insertions ng scribes, batay sa mga unang bahagi ng iglesia tradisyon. Karamihan sa tekstuwal iskolar ay naniniwala na ang Western manuscripts ay may mamaya karagdagan sapagkat ang mga ito (1) mag-ayos o subukan upang ayusin ang di-pangkaraniwang o mahirap teksto; (2) magdagdag ng karagdagang mga

detalye; (3) idagdag ang mga tiyak na mga parirala upang ma-accentuate si Hesus bilang Kristo; at (4 ) ay hindi nabanggit sa pamamagitan ng anumang maagang Kristiyano writers anumang oras sa unang tatlong siglo (cf. FF Bruce, Gawa: Greek Text, pp. 69-80). Para sa isang mas detalyadong diskusyon kumunsulta sa isang tekstuwal kuro sa Griyego ng Bagong Tipan sa pamamagitan ng M. Bruce Metzger, nai-publish sa pamamagitan ng United Bible Panlipunan, pp. 259-272. Dahil sa malawak na bilang ng mga mamaya karagdagan, ang paliwanag ay hindi na pakikitungo sa lahat ng mga tekstuwal opsyon. Kung ang isang tekstuwal iba ay mahalaga sa interpretasyon, at pagkatapos lamang at pagkatapos ay ito ay dealt sa mga ito ng kuro.

## Author

A. Ang mga libro ay di-kilala, ngunit Lucas = s authorship ay Matindi ang ipinahiwatig.
1. Ang natatangi at kamangha-mangha kamangha-mangha @ seksyon (16:10-17 [ikalawang misyonero na paglalakbay sa Philippi]; 20:5-15; 21:1-18 [dulo ng ikatlong misyonero paglalakbay] at 27:1-28:16 [Paul ipinadala bilang preso sa Roma]) Matindi magpahiwatig Lucas bilang may-akda.
2. Ang koneksyon sa pagitan ng mga ikatlong Ebanghelyo at mga Gawa ay malinaw na kapag ang isang kumpara Lucas 1:1-4 sa Gawa 1:1-2.
3. Lucas, isang manggagamot hentil, ay binanggit bilang isang kapareha ng Paul sa Col. 4:10-14, Philemon 24, at II Timothy 4:11. Lucas ay ang tanging hentil manunulat sa NT.
4. Lubos na nagkakaisa ang mga testigo ng unang bahagi ng iglesia ay na ang mga may-akda ay Lucas.
a. ang Muratorian kapi (AD 180-200 mula sa Roma nagsasabing, Acomplied ni Lucas ang manggagamot)
b. ang mga sulatin ng Irenaeus (AD 130-200)
c. ang mga sulatin ng mahabagin ng Alexandria (AD 156-215)
d. ang mga sulatin ng Tertullian (AD 160-200)
e. ang mga sulatin ng Origen (AD 185-254)
5. Ang panloob na katibayan ng estilo at bokabularyo (lalo na medikal terms) Kinukumpirma ng Lucas bilang may-akda (Sir William Ramsay at P. Harnack.

B. namin ay may tatlong mga pinagkukunan ng impormasyon tungkol sa Lucas.
1. Ang tatlong passages sa NT (Col. 4:10-4; Philemon 24; II Tim. 4:11) at ang mga libro ng mga Gawa mismo.
2. Ang ikalawang siglo Anti-Marcion prologo sa Lucas (AD 160-180)
3. Ang unang bahagi ng iglesia mananaysay ng ika-apat na siglo, Eusebius, sa kanyang mga pari o obispo History, 3:4, sabi ni ALuke, sa pamamagitan ng lahi, isang katutubo ng Antioch, at sa pamamagitan ng propesyon, ang isang manggagamot, pagkakaroon ng higit sa lahat kaugnay sa Paul at pagkakaroon ng companioned sa mga natitira sa ang mga apostoles ng mas kaunting malapit, ay nag-iwan sa amin ng mga halimbawa ng mga na healing ng mga diwa na kung saan siya ang nakuha mula sa mga ito sa loob ng dalawang pinukaw libro, Ang Ebanghelyo at Ang Gawa ng mga apostoles.
4. Ito ay isang composite profile ng Lucas.
a. isang hentil (nakalista sa Col. 4:12-14 sa Epaphras at Demas, hindi sa mga Hudyo Helpers)

b. mula sa alinman sa Antioch ng Syria (Anti-Marcion prologo sa Lucas) o Philippi ng Macedonia (Sir William Ramsay sa Gawa 16:19)
c. isang manggagamot (cf. Col. 4:14), o hindi bababa sa isang edukado tao
d. ay naging isang-convert sa gitna adulthood matapos ang iglesia ay nagsimula sa Antioch (Anti-Marcion prologo)
e. Paul = s paglalakbay kasamahan (kamangha-mangha @ seksyon ng Gawa)
f. binata
g. wrote ang ikatlong Ebanghelyo at Gawa (katulad introductions at sa mga katulad na estilo at talasalitaan)
h. namatay sa edad ng 84 at Boeotia

C. hamon sa Lucas = s authorship
1. Paul = s pangangaral sa Mars Hill sa Athens ay gumagamit ng Griyego pilosopiko kategorya at kataga upang bumuo ng isang karaniwang lupa (cf. Gawa 17), ngunit Paul, sa ROM. 1-2, anyong-alang ang anumang Acommon lupa @ (kalikasan, lihim moral saksi) bilang walang saysay.
2. Paul = s pangangaral at mga puna sa Gawa maglarawan sa kanya bilang isang Jewish Kristiyano na tumatagal-akda ng mga batas seriously, ngunit Paul = s titik pamurahin ang kautusan bilang katiyakan at daan.
3. Paul = s pangangaral sa Gawa ay hindi may ang eschatological-focus na ang kanyang mga unang bahagi ng libro gawin (ie ako at II Thessalonians).
4. Contrasting na ito ng mga termino, estilo, at diin ay kagiliw-giliw na, ngunit hindi kapani-paniwala. Kapag ang parehong criteria ay inilapat sa Gospels, ang Jesus ng Synoptics ang nagsasalita ng tunay iba kaysa sa Hesus ng John. Pa, very ilang mga iskolar ay tanggihan na ang parehong sumasalamin sa buhay ni Hesus.

D. Kapag ang pagtalakay authorship ng Gawa ito ay mahalaga na sa aming usapan Lucas = s pinagkukunan dahil maraming mga iskolar (hal. CC Torrey,), naniniwala Lucas ginagamit Arameik source dokumento (o pasalitang tradisyon) para sa marami sa mga unang labinlimang chapters. Kung ito ay totoo, Lucas ay isang editor ng mga materyal na ito, hindi isang may-akda. Kahit na sa mamaya sermons ng Paul, Lucas lamang ay nagbibigay sa amin ng isang buod ng Paul = s salita, hindi verbatim account. Lucas = s paggamit ng pinagkukunan ay bilang mahalaga sa isang katanungan bilang kanyang authorship ng mga libro.

## PETSA

A. Diyan ay marami diskusyon at hindi pagkakaintindihan tulad ng sa oras ng pagsusulat ng mga Gawa, ngunit ang mga kaganapan sa kanilang sarili mula sa pabalat tungkol sa AD 30-63 (Paul ay inilabas mula sa bilangguan sa Roma sa gitna ng 60's at rearrested at naisakatuparan sa ilalim ng Nero, marahil sa persecutions ng AD 65).

B. Kung isa assumes ang apologetic kalikasan ng libro tungkol sa mga Romano na pamahalaan, at pagkatapos ng petsa (1) bago AD 64 (sa simula ng Nero = s-uusig ng mga Kristiyano sa Roma) at / o (2) na may kaugnayan sa Jewish alsa ng 66 AD -73.
C. Kung isa sumusubok na kaugnay Gawa sa Lucas = s Ebanghelyo sa pagkakasunod-sunod, at pagkatapos ng petsa para sa pagsulat ng Ebanghelyo impluwensya sa petsa ng pagsulat ng mga Gawa. Dahil ang paglagas ng Jerusalem sa Titus sa AD 70 ay prophesied (ie Lucas 21), ngunit hindi inilarawan, tila sa demand ng isang petsa bago AD70. Kung gayon, pagkatapos Gawa, nakasulat na bilang isang resulta, ay dapat na may petsang minsan pagkatapos ng Ebanghelyo.
D. Kung ang isa ay bothered ng bigla na nagtatapos (Paul pa rin sa bilangguan sa Roma, FF Bruce), at pagkatapos ng petsa na may kaugnayan sa dulo ng Paul = s unang pagkabilanggo Romano, AD 58-63, ay pinapaboran. E. Ang ilang mga kasaysayan ng mga petsa na may kaugnayan sa kasaysayan ng mga kaganapan maitatala sa Gawa.
1. kalat sa ilalim ng gutom Claudius (Gawa 11:28, 44-48 AD)
2. kamatayan ng Herod Agrippa ko (Gawa 12:20-23, 44 AD [spring])
3. proconsulship ng Sergius Paulus (Gawa 13:7, na itinalaga sa AD 53)
4. pagpapaalis ng mga Hudyo mula sa Roma ng Claudius (Gawa 18:2, AD 49 [?])
5. proconsulship ng Gallio, Gawa 18:12 (AD 51 o 52 [?])
6. proconsulship ng Felix (Gawa 23:26; 24:27, 52-56 AD [?])
7. kapalit ng Felix ng Festus (Gawa 24:27, 57-60 AD [?])
8. Judea = s Romano opisyal
a. Procurators
(1) Pontius Pilate, AD 26-36
(2) Marcellus, AD 36-37
(3) Marullus, AD 37-41
b. Sa AD 41 ang procuratorial paraan ng pangangasiwa Romano ay binago mula sa obserbasyon sa isang modelo. Ang Roman emperador, Claudius, hinirang Herod Agrippa ko sa AD 41.
C. Matapos ang kamatayan ng Herod Agrippa ko, 44 AD, ang prokurator paraan ay reestablished hanggang 66 AD
(4) Antonius Felix
(5) Porcius Festus

## LAYUNIN AT Structure

A. Isang layunin ng aklat ng Gawa ay ang dokumento ng mga sunud-unlad ng mga ni Hesus mula sa Jewish roots sa ministeryo sa buong mundo, mula sa itaas na naka-lock ang kuwarto sa palasyo ng Sesar:
1. Ang pang-heograpikong pattern sumusunod Gawa 1:8, na kung saan ay Gawa = Great Commission (Matt. 28:19-20).
2. Ang pang-heograpikong paglawak ay ipinahayag sa ilang paraan.
A. Gamit ang mga malalaking lungsod at pambansang hangganan. Sa Gawa may 32 mga bansa, 54 lungsod at 9 Mediterranean islands nabanggit. Ang tatlong pangunahing lungsod ay Jerusalem, Antioch at Roma (cf. Gawa 9:15).

B. Gamit ang susi tao. Gawa maaari halos ay nahahati sa dalawang halves: ang ministro ng Peter at Paul. Mayroong higit sa 95 mga tao na nabanggit sa Gawa, ngunit ang mga pangunahing mga ay ang mga: Pedro, Stephen, Philip, Barnabas, James at Paul.

B. Gawa ay malinaw naman na may kaugnayan sa-away na napaligiran ang kamatayan ni Hesus para sa pagtataksil. Tila, Lucas ay sumusulat upang Gentiles (Theophilus, marahil isang Romano opisyal). Siya ay gumagamit ng (1) ang mga speeches ng Pedro, Stephen, at Paul upang ipakita ang scheming ng mga Hudyo at (2) ang positiveness Romano ng mga opisyal ng pamahalaan patungo sa Cristianismo. Ang Roma ay wala sa takot na mula sa mga ni Hesus.
1. speeches ng mga Kristiyano lider
a. Pedro, 2:14-40; 3:12-26; 4:8-12; 10:34-43
b. Stephen, 7:1-53
c. Paul, 13:10-42; 17:22-31; 20:17-25; 21:40-22:21; 23:1-6; 24:10-21; 26:1-29
2. mga contact sa mga opisyal ng pamahalaan
a. Pontius Pilate, Lucas 23:13-25
b. Sergius Paulus, Gawa 13:7,12
c. chief magistrates ng Philippi, Gawa 16:35-40
d. Gallio, Gawa 18:12-17
e. Asiarchs ng Ephesus, Gawa 19:23-41 (esp. v. 31)
f. Claudius Lysias, Gawa 23:29
g. Felix, Gawa 24
h. Porcius Festus, Gawa 24
I. Agrippa II, Gawa 26 (esp. v. 32)
j. Publius, Gawa 28:7-10
3. Kapag ang isang kumpara Pedro = s sermons sa Paul = s ito ay malinaw na Paul ay hindi isang innovator, ngunit isang tapat proclaimer ng apostoliko, Ebanghelyo truths. Ang kerygma ay pinag-isa!

C. Lucas hindi lamang defended Kristiyanismo bago ang Romano na pamahalaan, ngunit siya rin defended Paul bago ang hentil simbahan. Paul ay paulit-ulit attacked sa pamamagitan ng Jewish grupo (Judaizers ng Galacia, ang Asuper apostoles @ ng II cor. 10-13; at Hellenistic grupo (nostisismo ng Colossians at Efeso). Lucas nagpapakita Paul = s kanormalan ng malinaw na nagsisiwalat ng kanyang puso at teolohiya sa kanyang travels at sermons.

D. Kahit Gawa ay hindi inilaan upang maging isang doktrina ng libro, ito ay record para sa amin ang mga elemento ng maaga mga apostoles = pangangaral na CH Dodd ay tinatawag na Athe Kerygma @ (mahahalagang truths tungkol sa Hesus). Ito ay tumutulong sa atin na makita kung ano ang nadama sila ay mga mahahalaga ng Ebanghelyo, lalo na may kaugnayan sa Hesus = kamatayan at muling pagkabuhay.

